CAMS
معهـد كامـز للتـدريب الأهـلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO

(With Certificate)

جمعية النجاة الخيرية

## For reservation and registration

Tawag lang sa 24712574 or 24756796

Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae

Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30

KPCCenter is Closed on Saturdays

## ARABIC CLASS 2011 – 2012 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | January 1 - 31, 2011 | February - May 2011 |
| 2nd Batch | May 1 - 31, 2011 | June - September 2011 |
| 3rd Batch | September 1 - 30, 2011 | October 2011 - January 2012 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan




*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com


FILIPINO MAGAZINE PAG-USAPAN PO NATIN !

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
Abdul Qadir Laja
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section


IPC



مؤسسة زخرف للدعاية والإعلان
Zukhruf Advertising Agency

# Mga Katanungang Legal



*Address ng Bagong Tirahan sa iyong Civil ID card*

*Tanong: Kapag naselyohan na ang Iqama (residence) ng aking asawa, ano ang susunod kong gawin para makapag-aplay para sa kanyang Civil ID card? Kung ang aking address sa Civil ID, halimbawa, ay sa Hawally at ngayon ako ay nakatira na sa Salmiya. Wala na sa akin ang Kontrata ng Bahay (Akad Ijaar) ng tinitirahan ko dati, ngunit mayroon ako ngayon sa bago. Magkakaroon ba ako ng problema? Maaari ba akong makakuha ng Civil ID sa aking asawa kahit wala na akong lumang kontrata sa bahay?*

*Sagot: Kapag nagbago ng tirahan, kinakailangan baguhin ang address sa Civil ID sa loob ng isang buwan, kahit pa ang patakaran na ito ay hindi na masyadong pinapansin ng mga opisyal ng PACI (Public Authority para sa Civil Impormasyon). Ngunit sa kaso mo, mas maganda kung itama mo ang address sa iyong Civil ID at ilagay ang tamang address din sa ID ng iyong asawa. Maaaring gawin ito ng pareho o sabaysabay at mas madali dahil mayroon kang bagong kontrata sa bahay (rental contract).*

*International Driving Licence*

*Tanong: Dumating ako sa Kuwait at ang aking visa ay upang magtrabaho, mayroon akong international driving license. Maaari ba akong makapagmaneho sa Kuwait?*

*Sagot: Hindi ka maaring makapagmaneho sa bansa kung kayo ay dumating sa Kuwait at ang visa mo ay upang magtrabaho dito. Maaari ka lamang gumamit ng international driving licence kung ang visa mo ay visit visa. Kung nais mong magmaneho, kailangan mong kumuha ng Kuwait driver's licence.*

*Sahod ay KD 245, gustong dalhin ang asawa gamit ang visit visa*

*Tanong: Ako ay nagtatrabaho sa isang pribadong kumpanya sa loob ng 10 taon. Ang aking sahod ay KD 245 (KD 225 - basic at KD 20 allowances). Nais kong madala ang aking asawa sa Kuwait sa isang visit visa. Maaari ba akong makakuha ng visit visa sa ganitong sahod?*

*Sagot: Walang mas mababang limitasyon upang makakuha ng visit visa. Ang sinasabi ng mga opisyal ng Immigration ay dapat ang mag-sponsor ay mayroong 'sapat na kita' upang matustusan niya ang mga gastosin ng kanyang asawa sa panahon ng kanyang pamamalagi sa Kuwait. Karaniwan, dapat ay nasa mga KD 250 / - ngunit mayroon ding mga tao na nabigyan ng visit visa kahit ang kanilang sahod ay mas mababa. Ito ay nasa desisyon ng Immigration Department.*

*Tatlong Buwan na Notice Period sa Pagre-resign*

*Tanong: Ako ay nagtatrabaho sa isang kumpanya sa loob ng 3 taon ngunit kamakailan lamang binitiwan ko ang aking trabaho dahil nakatanggap ako ng isang magandang alok mula sa ibang kumpanya. Tinanggap nila ang aking pagbibitiw at nagbigay ako ng isang buwang notice. Ngunit sinabi sa akin na dapat kong bayaran ang natitirang 2 buwan - katumbas ng 2 buwang sahod dahil ako ay dapat magbigay ng 3-buwang notice sang-ayon sa bagong batas. Ito ba ay tama? Nakasaad sa bagong batas na " If the party which ends the contract does not take in to account the period of the notification then he must pay the other party for the notification period equal to wage of the worker." Sa aking kalagayan, ang abiso ay 1 buwan lamang.*

*Sagot: Base sa mga artikulo ng bagong Labor Law na ipinatupad noong Pebrero 20, 2010, ang ginawa ng kumpanya ay tama. Ayon sa bagong batas, kayo ay dapat magbigay ng 3-buwang abiso. Hihintayin pa natin ang mga by-laws na maaaring magpaliwanang kung ano ang dapat gawin sa mga kaso tulad ng sa iyo. Subalit hanggang magkakaroon na ng mga by-laws, ang bagong labor law ay kailangan mo munang sundin, na kailangan kang magbigay ng 3-buwang abiso. Walang ibang paraan hinggil dito.*

*(Source: arabtimes.com)*

*Dear Kuya Eli*

*Mula kay Rolly Noriega*



# BUHAY OFW

*Hindi mayaman ang OFW - We have this notion na 'pag OFW o nasa abroad ay mayaman na. Hindi totoo yun. A regular OFW might earn from P50K-P300K per month depende sa lokasyon. Yung mga taga-Saudi or US siguro ay mas malaki ang sweldo, but to say that they're rich is a fallacy (amen!). Malaki ang pangangailangan kaya karamihan ay nag-a-abroad. Maraming bunganga ang kailangang pakainin kaya umaalis ang mga pipol sa Philippines . Madalas, 3/4 o kalahati ng sweldo ay napupunta sa tuition ng anak at gastusin ng pamilya. Mahirap maging OFW – Kailangan magtipid hangga't kaya. Oo, masarap ang pagkain sa abroad pero madalas na paksiw o adobo at itlog lang tinitira para makaipon. Pagdating ng kinsenas o katapusan, ang unang tinitingnan eh ang conversion ng peso sa dollar o rial o euro. Mas okay na magtiis sa konti kaysa gutumin ang pamilya. Kapag umuuwi, kailangan may baon kahit konti kasi maraming kamag-anak ang sumusundo sa airport o naghihintay sa probinsya. Alam mo naman 'pag Pinoy, yung tsismis na OFW ka eh surely attracts a lot of kin. Kapag hindi mo nabigyan ng pasalubong eh magtatampo na yun at sisiraan ka na. Well, hindi naman lahat pero I'm sure sa mga OFW dito eh may mga pangyayaring ganun. Magtatrabaho ka sa bansang iba ang tingin sa mga Pinoy. Malamang marami ang naka-experience ng gulang o discrimination to their various workplaces. Sige lang, tiis lang, iniiyak na lang kasi kawawa naman pamilya 'pag umuwi. Besides, wala ka naman talagang maasahang trabaho sa Philippines ngayon. Mahal ang bigas, ang gatas, ang sardinas, ang upa sa apartment. Tiis lang kahit maraming kupal sa trabaho, kahit may sakit at walang nag-aalaga, kahit hindi masarap ang tsibog, kahit pangit ang working conditions, kahit delikado, kahit mahirap. Kapag nakapadala ka na, okay na, tawag lang, "hello! kumusta na kayo?". Hindi bato ang OFW - Tao rin ang OFW, hindi money o cash machine. Napapagod rin, nalulungkot (madalas), nagkakasakit, nag-iisip at nagugutom. Kailangan din ang suporta, kundi man physically, emotionally o spiritually man lang. Tumatanda rin ang OFW - Sa mga nakausap at nakita ko, marami ang panot at kalbo na. Most of them have signs and symptoms of hypertension, coronary artery disease and arthritis. Yet, they continue to work thinking about the family they left behind. Marami ang nasa abroad, 20-30 years na, pero wala pa ring ipon. Kahit anong pakahirap, sablay pa rin. Masakit pa kung olats rin ang sinusuportahang pamilya – ang anak adik o nabuntis; ang asawa may kabit. Naalala ko tuloy ang sikat na kanta dati, "NAPAKASAKIT KUYA EDDIE!" Bayani ang OFW – Totoo yun! Ngayon ko lang na na-realize na bayani ang OFW sa maraming bagay. Hindi bayani na tulad ni Nora Aunor o Flor Contemplacion. Bayani in the truest sense of the word. Hindi katulad ni Rizal o Bonifacio. Mas higit pa dun, mas maraming giyera at gulo ang pinapasok ng OFW para lang mabuhay. Mas maraming pulitika ang kailangang suungin para lang tumagal sa trabaho lalo na't kupal ang mga kasama sa trabaho. Mas mahaba ang pasensya kaysa sa mga ordinaryong kongresista o senador sa Philippines dahil sa takot na mawalan ng sweldo. Matindi ang OFW – Matindi ang pinoy. Matindi pa sa daga, o cockroaches which survived the cataclysmic evolution. Maraming sakripisyo pero walang makitang tangible solutions or consequences. Malas ng OFW, swerte ng pulitiko – Hindi umuupo ang OFW para magbigay ng autograph o interbyuhin ng media (unless nakidnap!). Madalas nasa sidelines lang ang OFW. Kapag umaalis, malungkot and on the verge of tears. Kapag dumadating, swerte 'pag may sundo( madalas meron). Kapag naubos na ang ipon, wala ng kamag-anak. Sana sikat ang OFW para may boses sa Kamara. Ang swerte ng mga politiko nakaupo sila at ginagastusan ng pera ng Filipino. Hindi nga sila naiinitan o napapaso ng langis, o napagagalitan ng amo, o kumakain ng paksiw para makatipid, o nakatira sa compound with conditions less than favorable, o nakikisama sa ibang lahi para mabuhay. Ang swerte, sobrang swerte nila. Matatag ang OFW – Matatag ang OFW, mas matatag pa sa sundalo o kung ano pang grupo na alam nyo. Magaling sa reverse psychology, negotiations at counter-attacks. Tatagal ba ang OFW? Tatagal pa kasi hindi pa natin alam kailan magbabago ang Philippines , kailan nga kaya? o may tsansa pa ba? Masarap isipin na kasama mo ang pamilya mo araw-araw. Nakikita mo mga anak mong lumalaki at naaalagaan ng maayos. Masarap kumain ng sitaw, ng bagoong, lechon, inihaw na isda, taba ng talangka. Masarap manood ng pelikulang Pinoy, luma man o bago. Iba pa rin ang pakiramdam kung kilala mo ang kapitbahay mo. Iba pa rin sa Philippines, iba pa rin kapag Pinoy ang kasama mo (except 'pag kupal at utak-talangka), iba pa rin 'pag nagkukwento ka at naiintindihan ng iba ang sinasabi mo. Iba pa rin ang tunog ng "mahal kita!", "day, ginahigugma tika." "Mingaw na ko nimo ba, alagot!", " Inday, diin ka na subong haw? ganahan guid ko simo ba". Iba pa rin talaga. Sige lang, tiis lang, saan ba't darating din ang pag-asa.*

# SANA MAULIT MULI



*Mayroon na bang kapamilya o kamag-aral na pumansin sa isang kakaibang kilos o gawi mo? Ano ang naging reaksyon mo nang pansinin ka nila? Mahirap bang baguhin ang isang nakasanayan na? Sa iyong edad ngayon, tiyak na may mga bagay at kilos na nakagawian mo ng gawin. Malaki ang maaaring maging epekto sa iyo ng uri ng kilos na paulit-ulit mong ginagawa. Paano ka naaapektuhan ng iyong mga hindi kanais-nais na gawi? Nabago mo na ba ang mga ito? Kung oo, paano mo ito nabago, at kung hindi, bakit? Paano ba nagiging gawi (habit) ang isang kilos? Mababago pa ba ang mga hindi kanais-nais na gawi?*

*Basahin ang maikling kuwentong ito na halaw sa panulat ni Max Beerhom.*

*May isang lalaking nangangalang Lord George Hall. Masama ang ugali niya. Sinasabing makita lamang ng mga tao ang mukha niya ay natatakot na sa kanya. Dahil dito, wala siyang gaanong kapwa tao sa kanilang lugar. Minsan, may nakita siyang isang magandang dalaga at siya ay nabighani dito. Umibig siya sa dalaga at nag-alok ng kasal subalit tinanggihan siya nito. "Hindi ako maaaring maging maybahay ng isang lalaki na hindi na maganda ang hitsura ay hindi pa rin maganda ang ugali," tugon ng dalaga.*

*Dahil dito, napilitan si Lord George Hall na magpagawa ng maskara sa pinakamahusay na manggagawa nito. Makalipas ang ilang araw ay dinala na ito sa kanya. Hindi halos mapapansin na maskara pala ito dahil sa lapat na lapat ang bawat detalye sa mukah. Ang dating mabagsik at nakakatakot niyang mukha ay napalitan ng isang maamong mukha. Muli siyang lumigaw sa dalaga. Hindi siya nagpakilala bilang si Lord George Hall. Sa halip isang bagong katauhan ang kanyang iniharap sa dalaga. Kalakip ng pisikal na pagbabago, kinakailangang magpakitang gilas siya. Hindi dapat mabakas ang kanyang dating masamang ugali. Dahil dito, nagpapanggap siyang mabait, makatao at taglay ang mabubuting katangian ng isang mabuting asawa sa hinaharap. Mahabang panahon niya rin itong ginawa bago napasagot at tuluyang mapapayag ang dalaga sa siya ay pakasalan. Sa loob ng maraming taon ay walang nakaalam sa kanyang lihim dahil ipinagpatuloy niya ang pagpapakatao at paggawa ng mabuti. Nakasanayan na niya ang mga kilos na dati ay pawang puro pagpapanggap lamang.*

*Isang araw, nakasalubong nilang mag-asawa ang dati niyang kaaway. Nakilala siya nito sa kabila ng kanyang maskara at pagpapanggap. Sa harapan ng kanyang asawa ay hinablot ng kaaway ang maskarang suot niya upang ipakita ang tunay na hitsura nito. Laking gulat ng kaaway na wala na ang dating bakas ng mukha ni Lord George Hall. Sa halip, isang maamong mukha ang nakita niya. Nagbago ang kanyang anyo, sa araw-araw niyang pagsisikap na maging mabuti sa paningin ng kanyang mahal sa buhay.*

*"Practice had made the transformation." Paano mo iuugnay ang iyong sarili sa kuwentong iyong binasa? Paano nakatulong ang araw-araw na pagsasanay sa pagbabagong-anyo ng lalaki? Anong mahalagang aral ang napulot mo sa kuwento? Mag-isip ka ng mga kilos o pag-uugaling nakahandlang sa iyong pan-unlad. Gumawa ka ng mga hakbang na maari mong isagawa upang mabago ito. Dito nasusuri ang epekto ng pagkakaroon ng mabuting gawi tungo sa kaganapan ng iyong pagkatao. (Project EASE, bse.portal.ph)*



*Garduation for Men Section, Arabic Language Courses and Islamic Cultural Studies - Class of February - May 2011*



*Garduation for Women Section, Arabic Language Courses and Islamic Cultural Studies - Class of February - May 2011*

# MAGTAWANAN TAYO

**(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)**

Ni Issa Mohammad Tragua e-mail: jorgetragua@yahoo.com






*Dad: Anak bili mo ko soft drinks.*
*Anak: Coke o Pepsi?*
*Dad: Coke!*
*Anak:Diet o Regular?*
*Dad: Regular!*
*Anak:Bote O Can?*
*Dad: Bote!*
*Anak: 8 oz. o Litro?*
*Dad: Punyeta! Tubig na lang!*
*Anak: Natural o Mineral?*
*Dad: Mineral!*
*Anak: Malamig o Hindi?*
*Dad: Hampasin kaya kita ng walis?*
*Anak: Tambo o ting ting?*
*Dad: Animal ka!*
*Anak: Baka o Baboy?*
*Dad: Layas!*
*Anak: Ngayon o bukas?*
*Dad: Ngayon na!!!*
*Anak: Hatid mo ko Indi?*
*DAd: Patayin kaya kita?*
*Anak: Saksakin o barilin?*
*Dad: Babarilin!!*
*Anak: Sa Ulo o Tiyan?*
*Dad: Pesteeeee!!!!*
*Anak: Ipis o Daga??*
*Dad: Waaaaaaaaaaaaaaaaa!!!*

*Guro: Pedro, kung ako'y may 5 anak sa unang asawa at 7 naman sa pangalawa at 3 sa pangatlo. Mayroon akong....?*
*Pedro: Kalan-dian po*

*Bobo: pare hulaan mo ugali ko, nagsisimula ng letter A;*
*Pare: ap-proachable?*
*Bobo: mali;*
*Pare: ami-able;*
*Bobo: mali pa rin;*
*Pare: o sige, sirit na nga;*
*Bobo: Anest*

*tatay:anak pag bumagsak ka sa exam kalimutan mo ng mag ama tau ha..,*
*{after the exam}*
*tatay:o anak kmuzta exam mo???*
*anak:HU U???*

*Inay: Juan, bakit may mga red color ang grades mo?*
*Juan: Naubusan kasi ng black ballpen yung teacher namin eh..*
*Inay: Ui! My apat na 'F' dito ah.. Ano yun?*
*Juan: Inay, ang meaning po nun ay FASADO.*
*Inay: Aah.. Akala ko pa naman FERFECT*

*Juan: mama bayad ho..*
*Driver: saan galing toh..?*
*Juan: sa bulsa ko*
*driver: saan papunta?*
*Juan: sayo..*
*(inis ang driver)*
*driver:(masuklian nga ng kulang)*
*juan: bakit kulang toh.? Magkano ba ang makati.?*
*Driver: bakit bibilhin mo?(hahaha nakaganti rin!)*

*Kano (trying to speak Tagalog): Meg-kanow isang kilow mang-gow?*
*Tindero: One way.*
*Kano : Meg-kanow?*
*Tindero: I sed ONE WAY.*
*Kano : Aynowng ibig sabeyhin ng one way?*
*Tindero: Isang daan. Understang?!*

*Pari nagmim-isa: sino sa inyo ang may kagalit??*
*Taas kamay*
*lahat pwera sa isang matandang babae*
*Pari: si lola lang ang walang kagalit... ano edad nyo lola??*
*Lola: 93 anyos.*
*Pari: tingnan nyo si lola.. 93 na pero walang kagalit!! Lola bakit wala kayong kagalit???*
*Lola: PATAY na LAHAT ang mga WALANGHIYA!!!*

# Kayo at ang Inyong Doktor: Isang Samahang Panghabang-buhay

Sa ngayon, ang mga pasyente ay nagkakaroon ng aktibong tungkulin sa pangangalaga ng kanilang kalusugan. Kayo at ang inyong doktor ay magtutulungan upang matamo ang inyong pinakamabuting posibleng antas ng kalusugan. Una, siguruhing ginagawa ninyo ang inyong bahagi sa samahang ito sa pamamagitan ng mga sumusunod. PAGGAWA NG PAKIKIPAGKITA. Kung kayo ay magtatakda ng pakikipagkita sa halip ng pagpapatinging hindi naitakda, hihintayin kayo ng inyong doktor at makapaghahanda siya para sa inyong pagbisita. Mas malamang na matingnan kayo nang mas maaga kung kayo ay may nakatakdang pakikipagkita. PANATILIHIN AT LAGING NASA ORAS ANG INYONG PAKIKIPAGKITA. Kayo at ang inyong doktor ay hindi maaaring magtulungan kung hindi kayo sisipot. Huwag nyo ring bawasan ang sarili ninyong oras nang pagpapatingin sa inyong doktor. Dumating sa tamang oras. Ikatutuwa ito ng inyong doktor at ng kanyang mga tauhan.

Isang mahalagang bahagi ng relasyong ito ay ang mabuting pakikipag-usap. Narito ang ilang mga katanungang maaari ninyong tanungin ang inyong doktor upang masimulan ang talakayan:

TUNGKOL SA AKING SAKIT O KARAMDAMAN: Ano ang aking diyagnosis? Ano ang nagdulot sa aking kondisyon? Magagamot ba ang aking kondisyon? Paanong makaaapekto ang aking kondisyon sa aking kalusugan ngayon at sa kinabukasan? Kailangan ko bang magmasid ng anumang kakaibang sintomas at ipaalam sa inyo kung kailan ito nangyari? Kailangan ko bang gumawa ng mga pagbabago sa pamumuhay?

TUNGKOL SA AKING MGA PAGSUSURI: Anong mga uri ng pagsusuri ang aking kakailanganin? Ano ang inyong inaasahang matutuklasan sa mga pagsusuring ito? Kailan ko makukuha ang mga resulta? Kailangan ko bang gumawa ng anumang bagay upang mapaghandaan ang alinman sa mga pagsusuri? Mayroon bang mga di-inaasahang epekto o peligro ang ilan sa mga pagsusuring ito? Kakailanganin ko pa ba ang karagdagan pang mga pagsusuri pagkatapos?

TUNGKOL SA AKING PAGGAGAMOT: Ano ang paggagamot para sa aking kondisyon? Kailan magsisimula ang paggagamot, at gaano katagal ito? Ano ang mga benepisyo ng paggagamot na ito, at gaano katagumpay ito? Ano ang mga peligro at di-inaasahang epekto ng paggagamot na ito? Mayroon bang mga pagkain, gamot, o mga gawain na kailangan kong iwasan habang ako ay ginagamot? Kung kasama ng aking paggagamot ang pag-inom ng gamot, ano ang maaari kong gawin kapag nakaligtaan ko ang isang dosis? May iba pa bang mga paggamot na maaari?

Ang pag-unawa sa mga sagot ng inyong doktor ay mahalag sa mabuting komunikasyon. Narito ang ilan pang mga payo. Kung hindi ninyo naiintindihan ang sagot ng inyong doktor, magtanong hanggang maintindihan ninyo. Magtala, o magsama ng kaibigan o miyembro ng pamilya na maaaring magtala para sa inyo. O magdala ng recorder upang makatulong sa inyong maalala ang inyong talakayan. Hilingan ang inyong doktor na isulat ang kanyang mga instruksyon sa inyo. Hilingan ang inyong doktor ng mga nakalathalang materyales tungkol sa inyong kondisyon. Kung mayroon pa rin kayong problema sa pagintindi sa sagot ng inyong doktor, magtanong kung saan pa kayo makakukuha ng karagdagang mga impormasyon. Ang iba pang mga kasapi ng inyong pangkat na nangangalaga ng kalusugan, gaya ng mga nars o parmasutiko, ay maaaring mabuting pagmulan ng impormasyon. Kausapin din sila. (www.ladhs.org/chp)





# PINOY RECIPE

*Ni Sis. Um Ismael*

(Iba't Ibang Luto ng Karneng Baka)

## KARNENG BAKA NA MAY BROCCOLI

Mga Sangkap:

¼ kg sirloin, hiniwa ng manipis at pahaba

1 kutsarang asin

2 kutsarang sprite o 7up

2 kutsarang cornstarch

1 kutsarang arina

¼ tasa ng mantika

½ kg broccoli ipira-piraso

Sabaw ng manok o buto ng baka

1 tangkay ng kentsay, hiniwa ng pahaba

6 maliit na lata ng kabute hiniwa

7 kutsarang toyo

1 kutsarang oyster sauce

½ kutsarang paminta

Paraan ng Pagluluto:

1. Ilagay sa isang mangkok ang karne, asin, sprite o 7up, cornstarch at arina. Haluin at pabayaan ng 30 minuto.
2. Initin sa kawali ang kalahati ng mantika. Isangkutsa (igisa) ang mga gulay. Samahan ng kaunting tubig upang lumambot na bahagya.
3. Hanguin.
4. Sa natitirang mantika ay papulahin ang karne.
5. Magdagdag ng kaunting sabaw ng manok o baka kung kailangan.
6. Lutuin hanggang lumambot.
7. Idagdag ang kabute, toyo, oyster sauce at gulay. Lutuin ng mga ilang minuto pa.

(Iba't Ibang Luto sa Isda at Lamang-Dagat)

## SINUAM NA HIPON

Mga Sangkap:

1 tasang hipon, binalatan

1 sibuyas, hiniwang manipis

1 kutsarang bawang, pinitpit

2 kutsarang langis

Kapirasong luya

2 tasang hugas-bigas

1 kutsarang patis

1 tasang talbos ng sili

Paraan ng Pagluluto:

1. Igisa ang bawang, sibuyas at luya.
2. Dagdagan ng hugas-bigas at patis.
3. Pakuluin.
4. Ilagay ang hipon at lutuin hanggang mamula.
5. Ilagay ang talbos ng sili.

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*






# Ang Pag-aaral Bilang Tuloy-tuloy na Proseso

Ni Wilfred P. Gabol,
email: will@icsa.us

Sa mga tipikal na studyante, ang ibig sabihin ng graduation ay panibagong simula o level ng pag aaral. Pero para sa mga nagtatrabaho na, lalo na sa ibang bansa, ang ibig sabihin nito ay pagsisimula o pagkakaroon ng opurtunidad upang maisakatuparan ang tagumpay sa ating napiling career. May dalawang ibig sabihin ng Graduation: ang nakatapos ka sa pag-aaral at ang pagsisimula ng panibagong hamon sa buhay. Ito ay ang panibagong opurtunidad at pagsubok na kung saan marami ka ring matututunan. Kaya ngat may kasabihan sa English: "learning is a continuous process". Anu man ang antas na natapos mo, di ka doon hihinto. Bagkus ay haharap ka sa mga hamon ng buhay at gagamitin mong sandata ang ano mang natutunan mo habang natututo ka rin sa hinaharap mong kapaligiran. Bilang isang overseas worker, ang prioridad natin ay magtrabaho at makaipon. Pero heto't nakakaya nating isingit ang pagaaral para sa ating dagdag kaalaman para sa career na ating tinatahak o tatahakin.

Isang Institusyon dito sa Kuwait na nagbibigay ng kaalaman sa ating mga OFW's ay ang ICSA. Nakapagpatapos sila ng humigit 90 na studyante para sa kursong Office Management at PC & Laptop Technologist noong petsa trese ngayong buwan ng Hunyo. Ang pagtatapos ng mga mag-aaral na ito ay masasabi kong napaka-espesyal dahil nagawa nilang mag-aral habang andito sa ibang bansa. Hindi bat masarap sa pakiramdam pag umaakyat ka ng intablado para kunin ang pinaka aasam-asam at pinaghirapan mong certificate o diploma? Dahil napatunayan mo na hindi balakid ang kawalan sa oras. Nagawa mong maipakita na nasa tao ang pagtatiyaga. Napatunayan mo na kahit gaano ka man ka-busy sa trabaho, kahit kulang sa oras, ay nagawa mo na magsikap upang madagdagan ang iyong kaalaman. Ito rin ay magagamit mo para mas lalong maging competitive sa trabaho lalo na't ang labanan sa paghahanap ng trabaho dito sa Kuwait ay kung anu ang experience at skills na meron ka. At ito ang hamon na haharapin natin para ma-i-apply natin ang ating mga natutunan.

Ang panauhing pandangal sa ginawang graduation ay ang kapitapitagang Ambassador ng Pilipinas, His Excellency Shulan O. Primavera. Na kung saan dinagdagan niya ang theme ng ICSA: Behind every success is endeavor, behind endeavor is ability, behind ability is knowledge, and behind knowledge is a learner……

"and behind learner is ICSA". Sa kanyang mensahe, hinihikayat niya ang mga graduates na magset ng target o layunin sa kanilang isipan at gumawa ng hakbang upang makamit ang layunin na yon. Kasama din sa nagbigay ng mensahe ay ang ICSA President, Mr. Aamir. Ayon sa kanya, hinihikayat niya ang Filipino community na lumabas, maging competitive at harapin ang mga challenges. Dagdag pa niya, "ang mga nasa posisyon sa opisina ay tulad din natin. At maaaring mas may abilidad tayo, kaya kung nagawa nila yon, bakit di natin kaya? May kasabihan tayo sa Tagalog, "Nasa Diyos ang awa, nasa tao ang gawa".



# TROPA-True Overseas Pinoy Association-Kuwait

*Marso 12, 2009 ang araw ng simulang itatag ang Organisasyong tutulong sa mga Pilipino sa bahaging timog ng Kuwait. Nagsimula sa 48 na katao hanggang sa naging 145 sa kasalukuyan, sa loob lamang ng 2 taon ay patuloy na lumalaki ang bilang dahil sa iisang hangarin ng bawat isa, ang tumulong sa mga nangangailangang Pilipino ng walang anumang kapalit. Tinawag na TROPA (True Overseas Pinoy Association) sa ibang salita at kahulugan, kasangga, kapatid, kaibigan, na maaasahan sa kahit anong pagsubok, hindi nag-iiwanan.*

*Si Ginoong GAHLA N. DE JESUS ang founder at kasalukuyang chairman ng TROPA, kung saan hinimok niya ang kanyang mga opisyales, para iparating sa ibang mga Pilipino ang kahalagahan ng pagtulong sa kapwa pinoy. At dito na nagsimulang umusbong at lumaganap ang pagtulong ng TROPA, sa kahit na pinaka maliit na tulong na maiibibigay ng bawat miyembro nito ay nakakadagdag saya at ngiti sa isang pinoy na natulungan. Bagamat ang mga miyembro ay tumatanggap lamang ng level na sahod sa kanilang pinapasukan, silay natutuwa pa rin at masaya sa pagtulong.*

*Nanumpa sa kanilang tungkulin ang unang mga opisyales sa harap ng dating OWWA Labor Attache Atty. Josephus B. Jimenez ng Philippine Embassy, Kuwait, noong Enero 2010. Noong ika-5 ng Pebrero taong kasalukuyan, naganap ang unang eleksyon para ihalal ng nakararaming miyembro kung sino ang dapat maupo sa mga pwesto at upang ipagpatuloy ang nasimulang adhikain ng TROPA. Kamakailan lamang ay idinaos ng TROPA ang ika-2 Anibersaryo ng pagkakatatag nito at kasabay din ay ang muling panunumpa ng mga bagong halal na mga opisyales nito at ang panauhing pandangal ay ang kagalang-galang na Vice-Consul Ma.Sheila U. Monedero. Ibinahagi niya sa maikling pananalita ang kahalagahan ng pagtutulungan sa kapwa pinoy, at pinasalamatan din niya ang TROPA dahil sa walang sawang pagtulong nito sa mga nangangailangan at sa pakikibahagi nito sa mga proyekto ng embahada lalo na sa panghihikayat sa mga pinoy na ilapit sa kanila ang mga taong lubos na kailangan ang tulong ng ating gobyerno, at pakikiisa sa pagbibigay ng mga relief goods sa panahon ng mga kalamidad na dumaan sa ating bansa. Ilan lamang ito sa mga nagawang pagtulong ng TROPA. Sa mga pagkawala ng mahal sa buhay ng ilan sa ating mga kababayanan, nandiyan din ang TROPA sa pag-alalay sa pinansiyal na tulong na kung saan ito'y nagmumula sa mga pilipinong may bukal na puso sa pagtulong.*

*Ang nais lamang ng organisasyong TROPA ay makatulong sa kapwa, lalong lalo na sa kapwa pilipinong hikaos at hirap sa pamumuhay, yaong walang kakayahan sa mga problemang pinansyal at ispiritwal. Kaya ang TROPA ay nananawagan at inaanyayahan ang mga pilipinong nais tumulong sa kahit na maliit na bagay na magmumula sa inyong mga puso na sumali at umanib sa samahang TROPA (TRue Overseas Pinoy Association).*

*MABUHAY ang lahat ng mga miyembro at opisyal ng TROPA, ipagpatuloy ang pagtulong sa sambayanang Pilipino sa Kuwait.*

*For more information call Mr. Carlito Galaus, 66374183.*

*TROPA OFFICER'S for 2011- 2013*

*President:*
*MR. GAHLA N. DE JESUS*
*Vice-President:*
*MR. CARLITO G. GALAUS*
*Secretary:*
*MR. ROMY ALDANA*
*Asst. Secretary:*
*MR. RODEL R. GUTIERREZ*
*Treasurer:*
*MR. DOMINGO ONILONGO*
*Asst. Treasurer:*
*MR. TEDDY FLORESCA*
*Auditor:*
*MR. GODOFREDO MATILDO JR.*
*Asst. Auditor:*
*MR. ROQUE SAYCON*
*Public Realtion Officer:*
*MR. CELSO O. PANGANIBAN*
*MR. CARLOS S. LORILLA JR.*
*Coordinator:*
*MR. CHRISTOPHER HERNANDEZ*
*MS. ELIZABETH RONQUILLO*
*Sergeant at Arms:*
*MR. ALEXANDER D. CASUPANAN*
*MR. JESS L. PAMAN*
*Marshalls:*
*MR. CONRADO SUMAWAY*
*MR. JEFF AJERO*
*Muse:*
*MS. RAQUEL ZYRA M. SUSANA*
*Advisers:*
*MR. JIMMY DELA CRUZ*
*MR. CEFERINO EVANGELISTA*
*Translator:*
*MR. THALAL ALWADI*
*Photographer:*
*MR. DOMINGO MARVILLA JR.*

